NOVEMBER - DECEMBER 2012

FILIPINO MAGAZINE

# PAG-USAPAN PO NATIN !

ISSUE 52 IPINAMIMIGAY NG LIBRE

مجلة لتتحاور - ملحق مجلة البشرى باللغة الفلبينية - العدد الثاني والخمسون



# PAG-IWAS SA AKSIDENTE

المركز الكويتي الفلبيني الثقافي
Kuwait Philippine Cultural Center
UPANG TAYO'Y MAGKILALANAN ... لنتعارف

جمعية النجاة الخيرية

# Pinoy Directory Kuwait



**Aim Global Products/C24/7 etc.**
*Rockstar - Dream Team Alliance*
*Rodel 50590709*
*Romel 60099488*
*Abdullah (Jahra Area) 50911129*
*John Patrick (Khaytan Area) 50611276*
*Toto Ahmad (Farwaniya Area) 69006689*

**Classic Herbs International Co. (CHIC International)**
*Instant Negosyo*
*Office No. 10, Mezzanine Floor*
*Jollibee Bldg., Kuwait City*
*Call Gerben Gumapac 66454291, 55884342,*
*Viber 69996079*
*Toto Ahmad 69006689 (CHIC Endorser)*

**Cebuana Gulf Express Cargo**
*12 Al-Aziziya, Al-Asfour-2 Complex*
*(Back of Sultan Center), Mangaf, Kuwait*
*Tels. 66610870, 69900554, 55775199, 23717182*
*Contact: Ms. Eva*
*Email: cabuanagulfcargo.yahoo.com*

**Jgs Kabayan Online Store**
*Find us @ facebook*

**Baclaran Salhiya**
*For Shoes and Bags*
*B.15, Basement*
*Salhiya Tower, Kuwait City*
*Facebook: sbaclaran@yahoo.com*
*Tel. No. 22436473*

**Sister's Collection & Beauty Products**
*Basement, Hotline Billiard, Salhiya Tower*
*Opposite KFC (Kentucky Fried Chicken)*
*Contact: Ms. Rhoda Tel. 60932262*

**Mario's Restaurant Kuwait**
*Fahaheel near NBK behind Al Baha store*
*Telephone No. 23916677*

**Dra. Emily Zapanta**
**Filipino Pediatrician**
*Al-Sayegh Clinic*
*Mangaf Coastal Road*
*Opposite Fahaheel Sea Club*
*Email: info@alsayeghclinic.com*
*Telephone No. 65845687*

**Philippine Embassy Kuwait**
*Faiha Area, Block 6, Villa No. 153*
*Nouman Bin Basher St. corner Damascus Road*
*Tel. 22511806 ext. 2013 e-passport*
*Tel. 22511806 ext. 2015 marriage inquiry*
*Tel. 22528422 ext. 2001 operator*
*Fax no. 22511805*
*www.philembassykuwait.gov.kw*

**POLO (Phil Overseas Labor Office)**
*Faiha Area, Block 6, Villa No. 152*
*Nouman Bin Basher St. corner Damascus Road*
*Hotline 995-58527*
*Tels. 22528433, 22525082*
*Email: polokuwait2012@yahoo.com*
*Email: jabriyaowwakwt2011@gmail.com*






- Pagtuturo ng wikang arabik.
- Mga panayam tungkol sa mga okasyong pang-islam, mga kapistahan at okasyong pambansa.
- Mga programa sa pakikipagtulungan ng Philippine Embassy sa Kuwait.
- Seminar para sa mga magpapakasal.
- Mga seminar tungkol sa mga tradisyon at kaugaliang kuwaiti.
- Mga Kompetisyong Pangkultura.
- Mga Pamamasyal at Paglilibang.
- Mga Programang Pampalakasan.
- Monthly Magazine ng Center (PAG-USAPAN PO NATIN !).

**Kami po ay malugod na nag-aanyayasa inyong pagbisita sa ating sentro.**







المركز الكويتي الفليبيني الثقافي
**Kuwait Philippine Cultural Center**

FILIPINO MAGAZINE

# PAG-USAPAN PO NATIN!

Chief Patron
Mohammad Ismail Al-Ansari

Editor
Ullessis F. Abaya

Columnists:
Joselito Tabing
Issa Mohammad Tragua
Ust. Abubaidah Salud Satol
Ust. Marouf Baraguir Ali
Ust. Wahibie Tamama
Ust. Muslimin Palami Bhiruar
Mailyn Rodriguez
Usta. Pahima Guiabal
Usta. Halima Mantawil

Review and Approval Committee
Ust. Marouf Baraguir Ali
Ust. Muslimin Palami Bhiruar
Bro. Muhammad F. Sumaway
Bro. Ahmad Yusuf Abaya
Usta. Halima Mantawil

PUBLISHED BY
KPC Center
Farwaniya, Block 1
Street 74 corner Street 72
Building 12
Phone 24712574, 24756796
Fax (965) 24712574 (102)
Hotline: 97802777
www.kpccenter.com
www.pagusapan.com

Khalid Abdullah Al-Sabea
General Director








*Ang Pag-usapan Po Natin! Filipino Magazine ay ang monthly publication ng KPCCenter. Ang Kuwait Philippine Cultural Center ay isang kalipunan, isang kongregasyon, at isang center kung saan nagtatagpo ang mga layunin para sa kaunlaran sa pamamagitan ng pakikipag-ugnayan sa mga Filipino sa Kuwait, ano man ang kanilang relihiyon, tribo, at kasarian. Ang layunin nito ay upang makapagtatag ng isang sentrong pangkultura at pang-edukasyon upang tangkilikin ang lahat ng maiinam na kultura at mga anyo ng edukasyon. Ito rin ay nakikipagkasundo, at lahat ng mga gawain nito ay sa pamamaraang tuwiran at katamtamang pakikitungo, na nag-aanyaya sa lahat upang sama-samang makapagtatag ng bukas na mga talakayan tungkol sa lahat ng aspeto ng pamumuhay.*

*Ang mga nilalaman, pananaw at mga opinyong nailathala sa magazine na ito ay di kailangang kumatawan ng KPCCenter, kahit pa ito ay isinulat ng isang empleyado nito. Ang lahat ng pagsisikap ay ginagawa upang maiwasan ang pagkakamali sa mga impormasyong nilalalaman ng mga artikulo, ngunit, walang pananagutan kahit anuman ang maaaring ipagpalagay sa magazine na ito o sa tagapaglathala nito, ang KPCCenter.*

*Para sa mga komento at mga katanungan, mag-e-mail sa:*
*ullessis@yahoo.com*




كيفية الوقاية من حوادث الطرق



المسابقة الرمضانية




الاعمال




ميندناو



# Kung Paano Maiiwasan ang MGA AKSIDENTE SA PAGMAMANEHO

ISANG humaharurot na sasakyan ang biglang nagpreno at bumangga, nagliparan ang mga basag na salamin, at naghiyawan ang mga tao—ganiyan ang madalas mangyari kapag may aksidente. Iniulat ng Population Reference Bureau na sa buong daigdig, "tinatayang 1.2 milyon katao ang namamatay sa mga aksidente sa daan taun-taon, at mga 50 milyon ang nasusugatan."

Gayunman, ang pagiging palaisip sa kaligtasan at mahusay na pagpapasiya ay makatutulong para maiwasan ang maraming aksidente. Tingnan natin kung paano.

### Speed Limit, Seat Belt, at Pagte-text

May mga kalsada na parang napakababa ng speed limit. Pero lumampas ka man sa speed limit, kadalasan nang kaunting panahon lang ang matitipid mo. Ipaghalimbawa nang ang distansiya ay 80 kilometro, ang speed limit ay 100 kilometro bawat oras, at magpapatakbo ka nang 120 kilometro bawat oras, mga walong minuto lang ang matitipid mo. Sulit bang isapanganib ang buhay mo para lang makatipid nang ilang minuto?

Ang mga seat belt ay para sa kaligtasan. Ayon sa isang ahensiya ng gobyerno sa Estados Unidos, ang mga seat belt ay nakapagligtas ng mahigit 72,000 buhay sa bansang iyon sa pagitan ng 2005 at 2009. Pero kung may air bag naman, puwede bang huwag nang mag-seat belt? Hindi. Ang air bag ay ginagamit kasama ng seat belt para sa karagdagang proteksiyon. Kung hindi ka naka-seat belt, wala ring silbi ang air bag at baka mapanganib pa nga ito. Kaya ugaliing mag-seat belt at sabihan ang iyong mga sakay na magsuot din nito. Isa pang babala: Huwag na huwag mag-text o magbasa ng text habang nagmamaneho.

### Kondisyon ng Kalsada at Maintenance ng Sasakyan

Mas mahina ang kapit ng gulong sa kalsada kapag ang dinaraanan ay basâ o kaya'y maalikabok, mabuhangin, o may mga graba. Kung babagalan mo ang pagmamaneho, maiiwasan mong dumulas kapag nagpreno ka. Sa ilang bansa, kung madalas magmaneho ang isa sa kalsadang punô ng snow o yelo, baka sulit na magpundar siya ng mga snow tire. Mas malalim ang tread ng mga ito at mas malakas ang kapit.

Delikado ang mga interseksiyon para sa lahat ng drayber. Ganito ang rekomendasyon ng isang eksperto: Kapag nag-green light na, huwag agad-agad umabante. Kung maghihintay ka nang ilang sandali, maiiwasan mong mabangga ng sasakyang hindi huminto sa red light.

Mahalaga na laging nasa kondisyon ang iyong sasakyan para maiwasan ang mga aksidente. Isipin na lang ang mangyayari kung hindi kumagat ang preno habang nagmamaneho ka. Para maiwasan ang ganitong mga problema, regular na dinadala ng ilan ang kanilang sasakyan sa isang mahusay na mekaniko para sa maintenance. Ang iba naman ay sila na mismo ang gumagawa nito. Alinman dito ang gawin mo, tiyaking nainspeksiyon ang sasakyan mo at nakukumpuni ang mga sira nito.

**Pag-inom ng Alak at Pagmamaneho**

Ang mga drayber na responsable naman at maingat ay maaari ding maaksidente kung magmamaneho sila nang nakainom ng alak. Noong 2008, sa Estados Unidos, mahigit 37,000 katao ang namatay sa mga aksidente sa pagmamaneho. Mga sangkatlo nito ang namatay dahil ang drayber ay nakainom. Kahit kaunting alak lang ay makaaapekto na sa iyong pagmamaneho. Kaya ipinasiya ng ilan na huwag uminom ng kahit kaunti kung magmamaneho sila.

Ang pagsunod sa mga batas trapiko, pagsusuot ng seat belt, pagpapanatiling nasa kondisyon ang sasakyan, at hindi pagmamaneho nang nakainom ng alak ay tutulong para maingatan ang buhay mo at ng iba. Pero ang mga mungkahing ito ay makatutulong lang sa iyo kung susundin mo.

## HUWAG MAGMANEHO KAPAG INAANTOK

"Dapat tandaan na ang pagmamaneho nang inaantok ay walang ipinagkaiba sa pagmamaneho nang lasing." Ipinakikita ng sinabing iyan ng isang opisyal ng U.S. National Sleep Foundation na ang pagmamaneho nang inaantok ay mapanganib. Ang mga sumusunod ay nagpapahiwatig na hindi ka muna dapat magmaneho:*

- Hindi ka makapagpokus, kurap ka nang kurap o namimigat ang iyong mga mata
- Napapatungo ang ulo mo
- Hikab ka nang hikab
- Hindi mo matandaan ang mga dinaanan mo
- Lumalampas ka sa mga exit at hindi napapansin ang mga traffic sign
- Napapapunta ka sa ibang linya, napapatutok sa sinusundang sasakyan, o nasasagasaan mo ang mga rumble strip sa gilid ng kalsada

Kapag nangyari sa iyo ang mga ito, hayaang iba muna ang magmaneho o pumarada ka sa isang ligtas na lugar para umidlip. Mas mahalaga ang kaligtasan mo at ng iba kaysa sa kaunting pagkaatraso!

* Ang listahan ay mula sa National Sleep Foundation.



# KPCCENTER RAMADAN QUIZ 2012 RAFFLE DRAW
# 26 OCTOBER 2012





























# Congratulations to the Winners

## First Prize: KD 200

**GIRLIE D. MAGUNDAYAO, Salmiya**

## Second Prize: KD 150

**MELANIE MATUSALEM, Farwaniyah**

## Third Prize: KD 100

**ALFIE DEL ROSARIO, Omariyah**

## 10 Consolation Prize: KD 20 each

1. *ANGELITO M. SIERRA, Farwaniyah*
2. *JAMEL BARGAWAN, Abraq Khaytan*
3. *PEDRO AGURILLA, Farwaniyah*
4. *LUISA GALANG, Jahra*
5. *LOWELLA CABANGCALA, Jabriya*
6. *AHADAIYA MAPAG, Jleeb*
7. *SUSAN SITE, Maliya, Kuwait City*
8. *ROSALIE VILLAFUERTE, Old Riggae*
9. *DIVINA ARIODA, Sharq*
10. *MA. VIRGINIA ABIQUE, Farwaniyah*



*Ang lahat ng mga winners ay maaari po lamang na makipag-ugnayan sa aming tanggapan o kaya ay tumawag kay Bro. Ullessis Ahmad Yusuf Abaya, tel. no. (965)55539031.*






# KPCCenter Basketball Team

*Ni Edwin Lemosnero*

*Ang KPCCenter Basketball Team ay binubuo ng mga Pilipinong Muslim at hindi Muslim na ang tanging layunin ay upang maipahayag sa mga kapwa natin Pilipino dito sa bansang Kuwait na hindi hadlang ang relihiyon o tribu na pinanggalingan upang mapag-isa ang iisang mithiin, at makapag anyaya sa lahat upang sama-samang makapagtatag ng bukas na talakayan tungkol sa lahat ng aspeto ng pamumuhay.*

*Ang koponang ito ay binuo noong Mayo 2012. Nakapaglaro na sa PHILBACK (Philippine Basketball Club in Kuwait) kung saan umabot hanggang sa semifinal round nagwagi din ng "BEST UNIFORM AWARD".*

*Sa kasalukuyan, ang koponan ay muling naghahanda sa pagbubukas ng 9th Conference 5'8 Division sa November 16, 2012. Inyo din pong masusubaybayan ang bawat detalye ng aming mga laro sa Facebook: KPCC Basketball-Team, Team Work-Kailangan at KPCCenter FB Group.*

*Kami ay nagsasagawa din po ng aming lingguhang ensayo na ginaganap tuwing sabado na matatagpuan sa Reggai School sa likod ng Ramada Hotel. Tuwing 2 hanggang 5 ng hapon. Inaanyayahan po naming kayo na makiisa sa aming pageensayo.*

# Iba Talaga Sa Abroad

*ni Rafael A. Pulmano*

*ARAY KO! Tingnan n'yo, ang buhay nga naman*
*Iyang pag-a-abroad ay sadyang iba raw*
*Ang tatay kong dati'y magsasaka lamang*
*Biglang naging "farmer" pagdating sa Saipan!*

*Bukod sa Ingles na ang kanyang salita*
*At dollar ang sahod sa ibayong lupa*
*Siya rin ay isang dakilang alila,*
*Alipin, utusan, tsimoy na kawawa!*

*Kaya lang, kaymalas po naming talaga*
*Kapalaran kaya'y kailan gaganda?*
*Sa amin, si Tatay, laging walang pera,*
*Pagdating sa Saipan, butas rin ang bulsa!*

*Naibenta niya ang aming kalabaw*
*Naisanla na rin ang lupa at bahay*
*Nakapangutang pa sa mga kaybigan*
*Para sa recruiter ay may mailagay.*

*Sabi n'ya kay Nanay, konting tiis muna*
*Darating din sa 'ming buhay ang ginhawa*
*Unang s'weldo lang daw, pag nag-remit siya,*
*Pambayad sa utang ay sobra-sobra pa.*

*Isang buwang kayod sa gitna ng init*
*Hindi alintana ang pagod, ang homesick*
*Dumating ang pay day, tatay ko'y nasabit...*
*Dollar ay sa night club lahat napa-remit!*

*After almost one year, ang tatay ko ngayon,*
*Finished contract nguni't wala ring naipon*
*Siya ay uuwing suot na pantalon*
*Ay yun pa rin dating kupasin n'yang maong!*

# *Dear Kuya Eli...*



Ullessis Abaya
ullessis@yahoo.com



Ang drama pag-alis ng isang OFW ay ganito:
OFW: “Hayaan mo anak, dalawang taon lang ako sa Kuwait. Pagdating ko, may pasalubong kang PSP sa akin.”
Anak: “Gusto ko yung latest na PSP ‘nay ha. Ingat kayo lagi doon.”
Asawang maiiwan: “Sulat ka agad pagdating mo doon ha, para hindi kami mag-aalala sa ‘yo.”
OFW: “Oo, pagkaapak ko sa Kuwait, susulat ako agad, promise.”
Dalawang taon lang, dahil yun ang kadalasang kontrata sa mga OFW ng kompanyang papasukan nila. Pero bago sumapit ang katapusan ng kanilang kontrata, inaayos na nila ang mga papeles na kakailanganin para sa susunod na kontrata nila. Maaring sa susunod na dalawang taon uli. At maging sa mga susunod pang dalawang taon hanggang sa hindi natin alam kung kailan nga ba maiisipan ng isang OFW na tumalaga na sa ating bansa.
Naisip n’yo ba kung bakit kapag naranasan na ng isang Pinoy na mangibang bansa, tila ayaw na nilang bumalik pa dito sa ating bansa? Mabuti na lang at hindi panghabang-buhay ang kontratang pinipirmahan, kaya’t ang paliparan nati’y nadadapuan pa rin ng mga balik-bayan.
Bakit nga ba nagtatagal ang isang OFW sa ibang bansa?
May anak o kapatid na pinapag-aral
Isa ito sa pinakamaraming dahilan kung bakit ang dalawang taong kontrata ay kulang na kulang para maisipan ng isang OFW na tumigil na sa pag-aabroad. Kung ang anak ay nasa Kinder 2 pa lang, anim na taon pa ang gugugulin sa elementarya, apat na taon sa high school at apat o limang taon sa kolehiyo. Sasabihin ko sanang mas masuwerte ang mga OFW na ang papag-aralin ay kapatid na magkokolehiyo na dahil apat na taon lang ang ilalagi sa ibang bansa, pero, pero teka, nalaman ng pinsan ang roaming number ng OFW kaya’t nakiusap silang ‘Sana man lang, tulungan mo naman kaming makapag-aral, total gra-graduate naman na ang kapatid mo. Sabuyan mo naman kami ng grasya na mga pinsan mo ate. Please naman.’
Kailan pa mauubos ang mga kamag-anak na gustong mag-aral?
Tila walang pinatutunguhan ang perang pinapadala sa Pinas
Sa dami ng napupuntahan ng perang pinapadala ng isang OFW sa Pilipinas, mapa-sampung libo o limampung libo man ang ipapadala, tumaas man ang palitan ng dolyar sa black market, bumaba man ang pagpapa-remit sa abroad, tila kulang pa rin ang malaking sahod nila sa ibang bansa. Bakit? Dahil habang lumalaki ang kita ng isang pamilyang Pinoy, lumalaki din ang pangangailangan o mas mainam sigurong sabihing mas lumalaki ang gustong pagkakagastusan. Dalawampung libo kada buwan ang sahod, gusto may katulong ang naiwan sa Pinas. Tatlumpong libo kada buwan, gustong magkaroon ng Honda Civic. Apatnapong libo kada buwan, gustong magbakasyon sa Singapore ang buong pamilya. Limampung libo? Parang kulang ang isang blog post para isa-isahin natin kung saan gustong gamitin ng isang OFW ang sahod.
Walang planong magpatayo ng sariling pangkabuhayan
Karamihan sa mga OFW, pag-alis sa ating bansa, wala sa kanilang plano ang mag-ipon para sa negosyo. Mag-ipon para sa malaking bahay siguro, pero pangkabuhayan, saka na nila iisipin kapag nakapag-ipon na




Photos ALVIN BALTAZAR

# BAKIT NAGTATAGAL ANG ISANG OFW SA IBANG BANSA?

ng malaki-laki. Pero dahil kadalasa'y tamang-tama lang ang ipinapadalang pera buwan-buwan ng isang OFW, mukhang matagal-tagal pa bago makapag-ipon para sa sariling negosyo. At KUNG sakali mang nakapag-ipon na, "Anong negosyo naman ang ipapatayo ko?" tanong ng isang OFW. May mga OFW na nagtanong na sa akin kung ano bang magandang negosyo para sa perang naipon nila? Ang madalas na sagot ko'y 'Ano bang hilig mong gawin na pwede sanang pagkakitaan mo?' At doon na nagsisimula ang mga pangarap nilang

"Gusto ko sanang magkaroon ng internet café kasi mahilig talaga akong mag-Friendster at mag-chat pero malaki bang kikitain sa computer shop?."

"Gusto ko sanang magkaroon ng restaurant dahil mahilig ako sa fine dining pero baka kulang naman naipon ko."

"Gusto sana ng mga kasama kong Pilipino dito sa Australia na mag-franchise na lang sa Jollibee para hindi gaano mahirap kasi wala naman kaming background pa sa negosyo."

Ang mga PERONG 'yun ay siyang pumipigil sa mga OFW para ituloy ang balak mag-negosyo kaya't lumilipas ang isa, dalawa o tatlong taon ay hindi pa makapagdesisyon ang isang OFW kung magnenegosyo nga ba o hindi.

Mas gusto nang tumira sa bansang pinuntahan

Marami rin sa ating mga kababayang OFW ang nagnanais na doon na lang sa bansang pinuntahan na pumirmi. Marami sa ating mga kakilala sa Canada na pinepetisyonan ang mga pamilya para magkakasama silang muli. Ito'y para maibsan ang pangungulila ng isang OFW sa pamilya at para maranasan naman ng kapamilya nila ang buhay sa ibang bansa. Makapaglaro sila sa snow sa Canada, mapasakay nila ang mga magulang nila sa bagong kotseng binili nila at ilibot sa buong California. Maipasyal ang mga anak sa Disneyland sa Hong Kong. At sasabihin nila, "Wala 'yan sa Pilipinas." Kaya't ang isang maaasahan sana ng bansa natin na tutulong para maiahon ang bansa natin, ay mawawala na dahil ang kikitai'y iikot na lang sa bansang kumupkop sa kanya.

Takot nang bumalik sa dating hirap sa buhay ang isang OFW

Sasabihin ng isang OFW, "Nakakamiss ang Pilipinas, pero kung uuwi ako ng Pilipinas, anong ipapakain ko sa sarili ko't sa pamilya ko?" Sa nakikitang karangyaan ng mga OFW sa ibang bansa, nagiging bangungot na sa kanila ang paglingon sa bansang pinanggalingan. Nakakatakot makipagsapalaran sa isang bansang walang maipapangakong maayos na trabaho, tahimik na kapaligiran, sapat na pagkain, malinis na pamamalakad sa bayan at walang maliwanag na hinaharap. At yan ang tingin ng mga OFW sa bansa natin.

Kayo, ano sa tingin n'yo ang mga dahilan kung bakit sa inaakala ng isang OFW na dalawang taong pamamalagi sa ibang bansa'y umaabot sa apat, walo, sampung taon hanggang sa ayaw nang bumalik dito sa ating bansa?

(Constantine Guitang)

*Sa mga gustong magbahagi ng mga karanasan sa buhay habang nasa abroad, ipadala lang po sa BUHAY OFW Dear Kuya Eli, ullessis@yahoo.com*

# BUSINESS STRUCTURES

SOLONG NEGOSYANTE. Ang pagiging isang nagsosolong negosyante ay ang pinakamadaling paraan upang makapagsimula sa negosyo. Kapag ikaw ay may pahintulot sa ahensiya ng pamahalaan ng inyong intension na magsosolong negosyo, maaari mo ng simulan kaagad ang pagnenegosyo (depende sa anumang mga lisensya na maaaring kailangan sa inyong negosyo).

Ito ang madalas na negosyong istruktura ng maliliit na negosyante sa Pilipinas. Sa istrukturang ito, malayang napangangasiwaan ng may-ari ang kanyang negosyo. Kanya ang lahat ng trabaho mula sa administratibong pamamalakad hanggang sa pangangasiwang pinansyal. Ang lahat ng kita sa negosyo ay napupunta sa may-ari. Anumang problemang kakaharapin walang ibang gagawa nito kundi ang may-ari lamang kaya't mahigpit na ipinapayo ng mga bihasa na sa negosyo na kailangang ang may-ari ay matuto rin sa pamamalakad pinasyal ng negosyo. Huwag dapat itong pabayaan upang hindi malugi ang iyong negosyo.

Sa ganitong uri ng istruktura kapag nais mong gumawa ng mga pagbabago sa iyong negosyo ay hindi nangangailangan ng maraming mga papeles at ikaw na rin ang may kumpletong kontrol sa inyong pananalapi.

Ang pangunahing panganib dito ay kung magkakaroon man ng malaking problema sa pangpinansyal na aspeto o anumang mga problema na darating sa negosyo ay ikaw at ikaw lamang ang mananagot dito. Ang mga taong iyong pinagkakautangan ay maari nilang kunin sa iyong personal na mga ari-arian tulad ng iyong bahay bilang pang tubos dito.

LIMITADONG KUMPANYA. Marami ring mga negosyante ang pinipili ang istrukturang limitadong kumpanya. Ang "limitado" ay nangangahulugang ang pondo ng kumpanya ay hiwalay mula sa iyong sariling mga personal na pera, hindi katulad sa mga nagsosolong negosyante. Na kung malugi man ang iyong kumpanya, pera lamang ng kumpanya ang mawawala, hindi ang iyong personal na mga ari-arian. Subalit bilang direktor ng isang limitadong kumpanya, ikaw ay maaaring maging isang taga-panagot para sa pautang na ibinigay para sa iyong kumpanya.

Upang makakuha ng pera sa kumpanya, ikaw ay dapat na maging isang empleyado ng kumpanya at mabayaran ang alinman bilang isang suweldo, o sa pamamagitan ng paglaan ng kita (na kilala bilang dividends). Maraming negosyante ang pinipili ang ganitong uri ng istruktura dahil mas propesyonal itong tingnan at mas kaunti ang panganib kung kailangan mong bumili ng isang pulutong na mga kagamitan o dalhin sa mga mamahaling lugar, tulad ng isang malaking tindahan.

PAGKAKASOSYO. Ang Pagsososyong istruktura ay nag-aalok pa ng iba pang pagpipilian para sa mga tao na gustong magnegosyo na may isang partner o dalawa. Ang magpartner ang may parehong pananagutan kung magkaroon man ng magiging prob-

lema sa negosyo. Sila rin ang maghahati-hati sa anumang kita ng kanilang negosyo. Ang magpartner rin ang magbabayad ng anumang buwis sa lahat ng mga kita para sa gobyerno. Hindi tulad ng isang limitadong kumpanya, ang pagsososyo na ito ay walang legal na kalagayan, ito ay isa lamang di-komplikadong paraan ng pag-uugnay ng dalawa o higit pang mga tao na sama-sama sa isang negosyo. Kung ang isa ay tumiwalag na sa negosyo o may namatay na partner, ang pagsososyo ay kailangan ding ibuwag sa dahilang wala itong legal na istado.

LLP. Ang Limited Liability Partneship (LLP) ay katulad ng isang normal na kasosyo, ngunit ang bawat kalahok ay may mababang pananagutan para sa utang ng negosyo. Ang opsiyon na ito ay nangangailangan ng mas malaking administratibong trabaho, kasama na rito ang trabahong katulad ng sa isang limitadong kumpanya at ito ay karaniwang ginagamit ng mga solicitor at accountants.

KOOPERATIBA. Ito ay isang rehistradong samahan ng mga tao, na binibigkis ng iisang layunin at interes, na kusang-loob na umanib sa samahan, nagbibigay ng kinakailangang kontribusyong kapital at pagtanggap ng ilang bahagi ng mga panganib at mga benepisyo ng trabaho alinsunod sa mga prinsipyo ng kooperatiba.

Sa pagtatayo ng isang kooperatiba, ikaw ay kinakailangang magbahagi ng iyong pera, human resources, talent at kasanayan upang ito ang iyong maging kapital, at magtulungan upang makabuo ng karagdagang mga kalakal at mapataas ang kikitain. Sa pamamagitan ng mga kooperatiba, maaari kang maghanap sa iba ng mga pagmumulan ng mga pautang sa mas mababang interes sa halip na humiram mula sa mga impormal na nagpa-pautang.

Mahigpit na ipinapayo na dapat makipag-usap sa isang accountant o taga-payo sa negosyo kung anong uri ng istruktura ang nababagay sa iyo at nararapat na maging negosyo upang masiguradong mapagtagumpayan ng pangmatagalan ang itatayong negosyo. (pinoybisnes.com)

Inaanyayahan namin ang lahat ng mga Pinoy na gustong matuto at linangin ang kanilang kahusayan, upang ipagpatuloy ang pag-aaral, lalong-lalo na sa gustong makapag-tapos ng College, habang nagtatrabaho sa Kuwait. Maaari na kayong magpa-enroll ng Bachelor of Science in Business Administration (BSBA) major in Business Management o Business Marketing. Sa mga ganitong kurso ay malalaman natin kung papano patakbuhin ang sariling negosyo. Panahon na upang ipakita natin sa buong mundo na hindi lang magaling ang Pinoy bilang mga skilled-workers or skilled-laborers at domestic helpers. Ang Pilipino ay magaling din bilang entrepreneur.

Ang bahaging ito ay hatid sa inyo ng ICSA Computer Institute. Dito kayo magpa-enroll ng Bachelor of Science in Business Administration (BSBA) major in Business Management o Business Marketing. Sa mga ganitong kurso ay malalaman ninyo kung papano patakbuhin ang sariling negosyo. Ang ICSA Computer Institute ay matatagpuan sa 8th floor, Panasonic Tower, Maliya, Kuwait. For more information, tawag lang sa 22467301, 22403408, 99302850, 96621592. Ang kanilang website: www.icsa.us

MAY NAGDISENYO BA NITO?

# Ang Itlog



● Ang kayarian ng itlog ay sinasabing isang "himala." Bakit kaya?

**Pag-isipan ito:** Bagaman mukhang solido, ang balat ng itlog ng manok, na mayaman sa calcium, ay may hanggang 8,000 pagkaliliit na butas. Kaya naman nakakapasok dito ang oxygen at nakakalabas ang carbon dioxide—na mahalaga para makahinga ang embryo. Gayunman, pinoprotektahan ng balat at ng ilang lamad ang embryo laban sa mga baktirya. Ang albumen—isang matubig na substansiya na parang gelatin—ang nagsisilbing shock absorber ng itlog.

Gustong gayahin ng mga mananaliksik ang kayarian ng itlog para makagawa ng mga produktong mas mahusay magabsorb ng shock at ng film coating na magsisilbing proteksiyon ng prutas laban sa baktirya at parasito. Pero "hindi madaling gayahin ang kalikasan," ang isinulat ni Marianne Botta Diener sa magasing *Vivai.* Sinabi niya na ang mga produktong sinubukang gawin ay nakakasira sa kapaligiran.

**Ano sa palagay mo?** Ang "himala" bang ito—ang kayarian ng itlog—ay nagkataon lang? O may nagdisenyo nito?






(Mula sa Gumising! magazine ng Watchtower Bible and Tract Society, Philippines)




# Lesson 39

| Ang kahulugan sa Tagalog | Pagsasaling titik | Magkakasama na titik ng salitang Arabik |
|---|---|---|
| Maligayang Eid | Eid mubarak | عيد مبارك |
| Salamat | Shukran / Mashkour | شكرا / مشكور |
| Wala pong anuman | Afwan/ Mamnoon | عفوا / ممنون |
| Pasinsiya na | Asef | آسف |
| Tuloy po kayo | Ahlan wa Sahlan | أهلا وسهلا |

*Para sa mga Filipinong nais mag-aral ng LIBRENG Arabik, tumawag lamang sa KPCCenter, 24712574 or 24756796 extentions 116 sa mga babae, at 102 sa mga lalaki.*



# MAGTAWANAN TAYO

**(Kung natawa ka na noon, tawa na ulit ngayon…)**

Ni Issa Mohammad Tragua, e-mail: jorgetragua@yahoo.com

Honeymoon…
GROOM: Hon, bakit malungkot ka? Hindi ka ba masaya na pinakasalan kita maski dati kang G.R.O.?
BRIDE: Iniisip ko lang, hon… tuwing magtatabi tayo, hindi mo na ako babayaran. Sayang din kasi…

BALIW: hello mental hospital ba ito?
ATTENDANT: oo, sino po sila?
BALIW: pasyente nyo, tumakas ako eh, paki tingnan naman sa kwarto ko kung wala na ba talaga ako, gusto ko lang makasiguro na nakalabas nga ako.

DOCTOR: makakalabas ka na kung masasagot mong mabuti ang aking mga huling katanungan.
BALIW: o sige doc, handang-handa na ako, naihanda ko na rin gamit ko kasi alam kong lalabas na ako dito.
DOCTOR: ito ang tanong, nasaan ang utak mo?
BALIW: ayy napakadali lang nyan, ito! (sabay turo sa adam's apple nya sa lalamunan), ito ang utak ko doc, gumagalaw-galaw pa yan..
DOCTOR: NURSE!!! ibalik nyo ito sa kwarto nya, BILIS!

TEACHER: ok juan, what is past, present and past participle of the word BRING?
JUAN: bring, brang, bragadang maam..
TEACHER: stupid! how about you pedro, what is past, present and past participle of the word SWIM?
PEDRO: swim, swam, swamamam..
TEACHER: both of you, get out!!!

Kahit walang bilib sa hula, sumubok si Pedro na magpahula.
"Dalawa ang anak mo ngayon," sabi ng manghuhula
"Yun ang akala mo," sumbat ni Pedro. "Para sa iyong kaalaman,
tatlo ang anak ko sa misis ko."
"Yun ang akala mo," singhal naman ng manghuhula.

Pedro: Nay, ako lang ang nakasagot sa tanong ng titser namin kanina!
Inay: Very good! Ano ba ang tanong ng titser ninyo?
Pedro: Sino daw ang walang assignment?

parE: Waiter, isang kape nga!
Waiter: Sir, decaf ho ba?
parE: Syempre! Lahat ng kape, DE CUP! Bakit, may NAKAPLATO ba?!

Sa isang mumurahing airline:
Stewardess: Sir, would you like some dinner?
Passenger: Ano ba ang mga choices?
Stewardess: 'Yes' or 'No' lang po

Holduper: Pili ka, wallet mo o pasabugin utak mo?
Biktima: Ikaw na bahala, basta pareho po yan walang laman!

Dear Dodong,
Sa susunod anak, Nido non-fat na lang ang ipadala mo sa tatang mo. Nasisira kasi ang tiyan niya sa pinadala mong Nivea Moisturing Milk...
Nagmamahal – Nanay

KUSTOMER: waiter!!
WEYTER: yes sir, o-order na pokayo?
KUSTOMER: oo
WEYTER: ano po yon?
KUSTOMER: Chef Supreme nyo
WEYTER: ok po!!
WEYTER: Ito na po ang chef supreme namin ang pangalan nya ay si Allan .

JUAN: Pare, ang bilis kong nabuo 'tong puzzle!
PEDRO: Talaga? Gaano kabilis?
JUAN: 5 months!
PEDRO: Tagal naman!
JUAN: Tagal ba 'yun? Nakalagay nga dito: "for 3 years & up"!

# PINOY RECIPE

Ni Sister Um Ismael

*(Iba't Ibang Luto ng mga Gulay)*

*KROPEK NA MUNGGO*

*MGA SANGKAP:*
*5 tasang harinang bigas*
*2-1/2 tasang harinang munggo*
*2 tasang langis o mantika*
*2 kutsarang pampalasa (keso o barbecue)*
*1-1/2 kutsaritang asin*
*2/3 tasang tubig*

*PARAAN NG PAGLULUTO:*
*1. Sa magkahiwalay na paggiling, gumawa ng harinang bigas at harinang munggo, at paghaluin ang mga ito*
*2. Idagdag ang tubig at asin*
*3. Haluing mabuti hanggang maging malambot na masa*
*4. Ilagay sa lalagyang aluminum*
*5. Pasingawin ang masa nang mga 15 minuto*
*6. Hiwain ayon sa laking nais at hugis sa kapal na mga 2 cm.*
*7. Patuyuin sa araw hanggang maging malutong*
*8. Iprito sa kumukulong mantika hanggang lumutong ang kropek*
*9. Budburan ng pampalasa at haluin at kalugin*

*PAGPAPATUBO NG TOGE*

*PARAAN:*
*1. Ibabad magdamag ang mga butil (soybean o munggo)*
*2. Sa isang bilao, maglatag ng basang tela. Dito ilatag ang binabad na mga butil*
*3. Takpan ng isa pang telang basa. Maya't maya ay basahin*
*4. Itabi sa malamig na lugar na walang liwanag (madilim). Sisibol ito sa loob ng 3 araw*

*Maaari din gawin ito sa lalagyang nilulusutan ng tubig, na may sapat na laki para sa pagtubo ng sisibol na toge. Maya-maya ay basain, tulad ng kung ginagawa sa bilao.*

*(Source:Piling-piling Lutuing Pilipino, R.P.Nem Singh, G.V.Manaog; Isa-Jecho Publishing Inc)*



*Ni Ust. Abubaidah Salud Satol*
*Translator/News Editor*
*Ministry of Information*
*Kuwait*



# ANG MINDANAO BAGO ANG ISLAM

*Ang Mindanao ay hango sa pangalan ng tribo ng kapatagan, na bumubuo ng pinakamalaking Kaharian sa kasaysayan. At ang katibayan na mula sa mga mapa na iginuhit noong ika-labing pito at ika-labing walong siglo, ay nagpapahiwatig na ang pangalan ay ginamit ng mga katutubo para sa isla.*

*Ang katibayan ng pagkakaroon ng naninirahang tao ay nakikita ang bakas nito noong libu-libong taon na ang nakakalipas. Sa sinaunang kasayasayan ay dumating ang mga Negritos at sinundan ng mga Austronesians, labing limang daang taon (1500 BC) at ito ang kumalat na henerasyon sa buong kalupaan.*

*Bago dumatiang ang Islam, ang mga katutubo ng Mindanao ay mga pagano na naninirahan sa maliliit na pamayanan.*

*Nakilala ang Islam sa ika-labing tatlong siglo sa pamamagitan ng isang Arabong Misyonaryo na si Sharif Makhdum na lumapag sa Sulu. Ipinagawa niya ang unang Masjid sa Pilipinas sa Tubig-Indanan, Pulo ng Simunol, sa lalawigan ng Tawi-Tawi. Ang natitirang bahagi ng Masjid ay makikita pa rin sa dati niyang kinalalagyan hanggang sa kasalukuyan. Si Makhdum ay namatay sa Pulo ng Sibuto, Lalawigan ng Tawi-Tawi at ang kanyang puntod ay dinadayo ng mga turista hanggang sa ngayon.*

*Noong taong 1390, si Rajah Baginda ay dumating sa bansa at ipinagpatuloy ang pagpapalaganap ng Islam na sinimulan ni Sharif Makhdum. Si Abu Bakr ay dumating sa Jolo noong 1450 at pagkatapos ay pinakasalan niya ang dalagang anak ni Rajah Baginda na si Putri (Princess) Paramisuli. Si Abu Bakr ang nagtatag sa tinatawag na Sultanate of Sulu, kung saan silang mag-asawa ang naging unang Sultan at Sultana.*

*Pagkatapos maitatag ang Islam sa Sulu, dumating naman sa punong isla ng Mindanao si Sharif Kabungsuwan. Siya ay lumapag sa Maguindanao (Cotabato) sa taong 1475 at pagkatapos ay pinakasalan niya si Putri Tunina. Sila rin ang kauna-unahang Sultan at Sultana sa Maguindanao.*

*ni Ust. Mohammad F. Sumaway*
*Da'iyah, KPCCenter*
*Kuwait*



# PAGBABAWAL SA PANG-AABUSO

*Ang ibig sabihin ng pang-aabuso sa isang Muslim ay ang paninirang-puri. Siya (nang-aabuso) ay naghahanap ng kamalian at inilalarawan ang iba sa pamamagitan ng kanyang mga kinasusuklaman sa harapan niya at kung ito ay nangyari habang siya (inaabuso) ay wala, ito ay ipinagpapalagay na paninirang-puri.*

*Ayon kahulugan ng talata 58 ng Surah AL-Ahzab ;*

*"At sa mga nagsisigawa ng kasamaan sa mga sumasampalatayang kalalakihan at kababaihan gayong ito ay ay hindi karapat-dapat, tunay na ito ay nakapagpapabigat lamang sa kanilang sarili sa kasamaan ng paninirang-puri at hayag na kasalanan."*

*Ito ay kinabibilangan ng bawat uri ng kasamaan sa salita man o sa gawa. At sapagkat ang tao ay kabilang sa mga nararapat na parangalan , ang paggawa sa kanya ng kasamaan ay nagiging isang napakalaking kasalanan. Ang paggawa ng masama sa mga nasa tabi mo lamang ay hindi katulad ng paggawa ng masama laban sa mga nasa malayo, ang paggawa ng masama sa kapitbahay ay hindi katulad ng paggawa ng masama sa kanyang kapitbahay (kapitbahay ng kapitbahay) , at ang paggawa ng masama laban sa isang may karapatan sa iyo ay hindi katulad ng paggawa ng masama sa isang walang karapatan sa iyo. Ang kasamaan ay nagkakaiba sa kanyang kalubhaan at antas ng krimen at kasalanan sang-ayon sa ginawaan ng masama.*

*Sa ngayon, marami ng iba't-ibang uri ng kapinsalaan ang nagagawa ng mga tao sa kanilang kapuwa. Pinupuna nila ang mga pagkakamali ng iba at ibinubunyag ang kanilang buong pagkatao (katulad ng: mga nakatagong sikreto na hindi dapat malaman ng iba, mga pagkakamali atbpa) na hindi ipinapalagay na ito ay isang kasalanan.*

*Ayon sa sinabi ng Propeta, sumakanya ang kapayapaan; Sa Ngalan Ni Allah, siya ay hindi sumasampalataya, Sa Ngalan Ni Allah , siya ay hindi sumasampalataya, Sa Ngalan Ni Allah, siya ay hindi sumasampalataya! Sila ay nagtanong; "Sino siya" O Sugo Ni Allah ? Ang sabi niya (propeta)," Siya na ang kanyang kapitbahay ay hindi nakararamdam ng kaligtasan dahil sa kanyang kasamaan." ( BUKHARI AT MUSLIM)*



# BASA A MORO



*Inisulat ni Ust.Marouf Baraguir Ali*
*Da'iyah & Social Researcher*
*KPCCenter*

Su Hadis a 25

Su Hadis a 26

26- nakabpon kani Abu Hurayra a nalilinyan sekanin nu Allah pidtalo nin: pidtalo nu Rasulullah a nanget salkanin su limu nu Allah endo sagiahatra: (Uman I edsukuwan sukuwan nu manusya na aden sadeqa nin sa uman gay a kapedsebang nu senang, su kapadtimbang nenka ku duwa a taw na sadeqa,su kadtabang nenka kanu isa a mama siya kanu kagkuda (kasakat) nin kanu ayam nin (kuda) ataw ka su kaduwal nenka lon kanu awid nin (lulan) na sadeqa, endu su kadtalo sa mapia na sadeqa, endu uman I sangkad nenka kanu kabagangay sa masgit na sadeqa,endu su kaawa kanu pamakasikut siya kanu lalan na sadeqa)

Napanudtol ni AlBukharie endu si Muslim

Su nakuwa pangagi endu guna kanu nan a Hadis:

1. Uman I edsukuwan sukuwan nu taw na mapakay a makadsadeqa.

2. Su kabpatimbang kanu duwa a taw na sadeqa

3. Su kadtabang kanu isa a taw siya kanu mapia galbek na sadeqa yanin upaman na su kadtabang lun kanu kagkuda nin kanu pegkudan nin a ayam nin ataw ka su kaduwal kanu langon taman nin endu awid nin.

4. Su kadtalo sa mga mapia a bitiala ataw ka galbek na sadeqa.

5. Uman I sangkad nu taw kanu kaangay nin sa masgit na sadeqa.

6. Su kaawa kanu mamakasikot siya kanu lalan na sadeqa.

7. Su kakalag nu agama islam na kailay kanu nan a Hadis ka madakel I kadsabapan na kadsadeqa nu taw ka dikena bu siya makaukit sa tamok.



*Inisulat ni Ust. Muslimin Palami Bhiruar*
*Public Relation & Information*
*KPCCenter, Kuwait*
*e-mail: aymus8118@yahoo.com.*

KATAYA SO MANGA DU'AH A KINOWA KO HADIS :

11. "LA ILAHA ILLA ALLAHO WAHDAHO LA SHARIKA LAHO, LAHOLMOLKO WA LAHOLHAMDO WAHOWA ALA KOLLI SHAY-IN QADEYR"

"Da Kadnan yadi tabiya na so Allaho Taalah a isa-isaniyan a da tumpokyan, R'kaniyan so kadato ago R'kaniyan so bantogan, ago S'kaniyan na egkagaganiyan so langono enggaga-isa"

12. "RABBIY IGFIRLIY KHATEY-ATIY WA JAHLIY WA ISHRAFIY FIY AMRIY KOLLIHI, WA MA ANTA A'LAMO BIHI MINNIY, ALLAHOMMA IGFIRLIY KHATA-YA WA AMADIY WA JAHLIY WA HAZLIY WA KOLLO ZA-LIKA INDIY, ALLAHOMMAGFIRLEY MA QADDAMTO WA MA AKHARTO WA MA ASRARTO WA MA A'LANTO ANT ALMOQADDIMO WA ANTALMUAKHIRO WA ANTA ALA KOLLI SHAY-EIN QADEYR"

"O Kadnan ko na amponangka raki so kalimbananko ago so diko katawan ago so langono midsubra a galbek ko, ka S'kaman i labi a mataw raki, O Allah na amponangka raki so manga kalimbananko a pedtibabako ago so diko katawan ago so kalubayanko a miyanggalbek ko, O Allah na amponangka raki so miyanggalbek ko a miya-una, ago so miyanggalbek ko a miya-uri, ago so miyanggalbek ko a misosolen, ago so miyanggalbek ko a mipapayag, ka S'kaman I Miya-una ago S'ka I Egka-uri ago S'ka na egkagagangka so langono enggaga-isa"





*Ni Usta. Pahima Guiabal*
*Da'iyah & Cultural Field Worker*
*IPC - Salmiya Branch, Kuwait*

Mga suledami a manga babay, masla man i kambetadan tano a manga babay kano Agama Islam, apya so manga lukes, , suled atawka so manga pagali tano a manga mama na iniganat kano paganay pan a timpo sampay den saguna na nangimpatay silan sa ped a sabap a kinapangimpatay nilan na sabap kano kapendalinding nilan salkitano a manga babay, nakaibarat tano sa muntiya a tidto a tininggamo no mga mama yanilan tinumo i kapatay asal a maka-safety nilan so maratabat tano.

Na izan tano kona mambo manga suled nami so manga ginawa tano o nginto tinggamon tano bon so manga ginawa tano mismo sa apya endaw tano mipimpil a dalpa? Upama ka aden bon mambo maratabat tano kano bangsa tano na aden anya a dayt-patot a kasabutan tano,solimanen tano sa mapya ka so niya ba na pantag sa kadtatanusan tano a manga babay! Kena yanin ma'na i mawag so kadtatanusan o babay sa Islam ugayd na aden anto na di kadsuliman no sabad na pakasubra kano guris no kabpagagama nin, so Islam na dikena mapasang ka tembo inituron so Nabi ka go kalemuwan so manga pagetaw nin, mipamando nin so manga mapiya a ukit sarta na isa inya a lalan sa kasampurna no kapulo a kambetadan no sekitano a manga babay namayngka kasabutan tano inya ba go tano masampay so limo no Allahu Ta'ala ka sa taw a dili nin panulimanem so niya ba na makawatan den kano limo no Allahu Ta'ala. kagina ka mayto na niya so dayt a zanggilan no sekitano a manga babay: paganayan na so kad-tattoo atawka kapanago sa tattoo siya sa biyas atawka apya endaw den ko lawas o taw; ikaduwa na so kapangawa sa bok sa biyas mana so kapangubpit sa kilay; ya manem ikatelo na so kasumpat sa ngipen ya mayto na tebpeden so ngipen mapasad na sumpatan sa lagid bon o ngipen atawka pamulan sa ngipen asar bo a kaumanan so kanisan. Niya so Hadeeth a nakaukit kani Abdullah a wata mama ni Mas'oud, pidtalo no Nabi Muhammad (SAS): ((Nakawatan den kano limo no Allah so manga babay a panago sa tattoo endo so manga babay a papedtago sa tattoo, so manga babay a pangawa sa bok a biyas endo so manga babay a pabpangawa sa bok a biyas, so manga babay a papedsumpat (pabpamula) sa ngipen asar bo a kanisan, manga babay a panambiyan nilan so kinapamaloy no Allah)). So niya a Hadeeth na yalon nakapanudtol na si Muslim, mapya inya a Hadeeth.

So timpo a paganay na so manga babay na siya silan pedta-tattoo sa lima tampal sa likod a lima, saguna na siya den sa palas dikena manga babay bo ka sabad kano manga mama na pedta-tattoo den silan, na dili inya pakaayon a galbekan kano Agama Islam. So kabpangawa sa bok a biyas na ya den tidto a puntos nin na so kabpangikis sa bok na kilay sa aden anto na pakanipisen so kilay atawka pamadtuden, ped inya kano pedsanggilan tano a manga babay.

Italos tano bo so niya ba bityala sa manga tumundog a timpo o miyog so Allah…



# BISAYA

*Ang Nakurakot Natong Panghu-nahuna*

*Ni Sister Sarah Mailyn Rodriguez*

*GAWAS sa Filipinisasyon, ang laing mas grabeng hinungdan sa inanayng pagpangaguba kon dili man pagpangapuo sa lumad natong mga pinulongan mao ang corrupted natong panghunahuna.*

*Gikan sa pagsakop kanato sa mga Espanyol ngadto na sa mga Amerikano, ang atong panghunahuna gihaskan sa mga panlantaw ug gumaran nga iya sa mga kolonisador. Hinuon, wala kaayo ta madani sa mga Katsila, tingali gumikan sa gipakita nilang taras— diin dili sila buot nga makakat-on ta ug maedukar— kay kon maedukado ta, makaamgo na unya ta ug malisod nang pasundon sa ilang kamandoan ug mosukol na nuon kanila. Apan kon diin ta wala mapukan sa kaping 300 ka tuig nga pagdominar sa mga Katsila mao usay dakong kadaogan sa mga Amerikano sulod lang sa hamubong katuigan.*

*Oo, malamposon kaayo ang mga Kano sa ilang pagpangharana sa kasingkasing sa dalagang Pilipinhon. Tiaw mo, nahurot atong belib kanila nga mipaedukar kanato. Nahimo natong dakong garbo ang unsa mang butang nila nga atong mapanag-iya. Stateside lagi! Nangandoy ta nga makapuyo sa ilang yuta ug bisan unsa na lay gipangnusnos nato sa atong lawas nga maputi ug matag-as ang mga ilong sama nila. Gihimo nato silang idolo sa walay pag-aninaw kon unsay dangatan sa unahan.*

*Ug tan-awa. Gagmay pa lang gani ang atong kabataan, gusto na kaayo ta nga mahanas nas pinulongan nila. Kon makaya lang, adto gyod nato paeskuylaha sa eksklusibong eskuylahan kay nindot kaayong tan-awon ang bata nga maantigo nang moiningles. Ug bisan sa balay, ingnon gyod nato ang bata nga, "Ayg duwai nang slippers, Nak, kay dirty." Nahunahuna ba nato nga niini, gihimo lang nato silang mga munyekang mosulti? Nga sa paghimo niini, gipahimulag hinuon nato sila sa ilang kaugalingong kultura ug gihikawan sa ilang lumad nga pinulongan sa kaliwatan?*

*Sa laktod nga pagkasulti, gipadako ug gimatuto nato ang atong kabataan sa sensibilidad nga iya sa langyaw (Western), inay unta sa sensibilidad nga atoa— sa sensibilidad sa atong pagka kita isip mga pumuluyo sa nasod nga Pilipinas, o sa atong pagka Bisaya sa partikular. Gani, nanagko sab ta ubos niini nga sensibilidad hinungdan nga nangahingkod ta nga haguka sa panabot nga haom sa atong kalikopan ug kaliwat. Ug ang pait nga resulta, halos nawad-an tag garbo sa atong pagka kita; lisod ikabaligya ang atong mga produkto kay kita mismo wala may pagtuo nga kini taas og kalidad, lokal ra; nawad-an tag gugma sa atong gidak-ang yuta; nalimot ta sa atong lumad nga mga pinulongan; ug kay nahailawom man ta ining corrupted nga panghunahuna, nan, nag-antos sab ta sa usa ka korap nga nasod.*

*Tungod sa sistema sa edukasyon karon nga nag-andar ubos sa sensibilidad nga iya sa*



langyawng nagpasiugda ning maong sensibilidad, padayon kitang nag-ani og mga gradwado nga sumusunod o tumutuman usab sa maong sensibilidad. Tinuod, daghan kitag propesyonal nga batid sa nagkalainlaing natad— ang gipasigarbo natong mga globally competitive. Apan bugti niini mao ang pagkapapas sa maanindot natong kultura, tradisyon ug ang pagkapuo kun pagkatuyamok sa lumad natong mga pinulongan nga mao untay tatak nga kailhanan sa atong pagka kita isip usa ka kaliwatan.

Sa pinulongang Binisaya lang pananglit, alang-alag dili ni matuyamok o mapuo sa kadugayan nga wala may paninguha sa pagtudlo niini diha sa mga eskuylahan. Sa media personalities (print ug broadcast) nga maoy numero unong makaimpluwensiya sa katawhan, pila kaha kanila ang nagpraktis sa ilang propesyon ginamit ang pinulongang Binisaya? Pila ang gustong mag-editor karon sa mga publikasyon nga namatik og Binisaya ug pila ang gustong mahimong magsisibya sa mga radyo ug TV ginamit gihapon ang lumad nga sinultihan? Daghan, di ba? Apan may training ba sila bahin sa tukmang paggamit ning maong pinulongan? Kon duna man, kinsa ug giunsa pagtudlo? Kita sayod nga sila nanggradwar sa ilang kurso ubos sa English ug Filipino isip maoy medyum sa pagtuon segun sa gilatid sa sistema sa atong edukasyon. Nan, kinsang lengguwahea ang dili matuyamok sa sayop?— (E.S. GODIN)

# BISAYANG JOKES

*THE LYRICS BEHIND THE SONG "ETERNAL FLAME"*
*BUTA: Close your eyes*
*PUNGKOL: Give me your hand darling*
*BUNGOL: Do you hear my heart beating*
*BUGO: Do you understand*
*LIBAT: Do you still the same*
*HUBOG: Am i only dreamin'*
*BOMBERO: Is this burning an eternal flame*
*AMANG: Say my name*
*BUANG: Sunshine thru the rain*
*MADRE: My whole life so lonely*
*DOKTOR: They'll cam and ease the pain*
*ADIK2x: I dont wanna lose this feeling*
*IRO: Woooooooohhhhhhhh…!*

*SA JOB INTERVIEW*
*BOSS: Unsa'y kahibal-an nimo???*
*APPLICANT: Well….kabalo ko asa mo nag-puyo sa imong asawa ug kabalo pod ko asa imong KABIT!!!*
*BOSS: dawat naka animala ka!!!!*

*Bata: (Nag-ampo) Lord, give us this day our daily bread with ham, egg and cheese, french fries, salad on the side.*
*Ginoo:(Nitubag) Day, pagsure uy! Ga-ampo ka or ga-order?*

*MC: Unsa'y kantahon nimo, Miss?*
*CONTESTANT: Kadtong kanta ni Whitney Houston nga INDAY*
*MC: Duna ba? Kantaha kono!*
*CONTESTANT: (kumanta) INDAAAAY WILL ALWAYS LOVE YOU………*

*TUBAGTUBAG BISAG WAY LABOT*
*Si Pedro hingsulod sa public C.R. ug dihang nakalingkod na sa toilet bowl usa ka lalaki sa pikas nga cubicle hing-ingon: "pre kumusta naka?"*
*PEDRO: "ah ok lang"*
*LALAKI: "unsay gibuhat nimo diha?"*
*PEDRO: "na libang",*
*LALAKI: "Hello Pre, tawag nalang ko usab unya ha kay naay amaw gatubag-tubag diri sa kilid!*

*BISAYA 1 : Unsay ibig sabihon ng "cooling place"?*
*BISAYA 2 : Pag-naga ring ang fon, sabihin mo "Hilow, hus cooling place?"*

*TEACHER: Juan use "among" in the sentence*
*JUAN: Among of all I am the best.*
*TEACHER: very good, eh, ikaw Pedro?*
*PEDRO: Among iro murag itoy… je je je*

